# ANG MGA NILALAMAN

بسم الله الرحمن الرحيم

# ANG MGA ALITUNTUNIN NG PAG-AAYUNO

Ang pag-aayuno **(Siyam)** sa buwan ng Ramadan ay ang ika-apat na haligi ng Islam.

Sinabi ni Allah: " ***O mga sumasampalataya, ang pag-aayuno ay iniatas sa inyo katulad ng pag-atas nito sa mga nauna sa inyo, upang magkaroon kayo ng takot sa Kanya"*** (Qur'an 2:186)

Sinabi ng Sugo (spk)* ni Allah: *"Ang sabi ni Allah, Ang lahat ng ginagawa ng anak ni Adam (tao) ay para sa kanya, maliban sa pag-aayuno sapagkat ito ay para sa Akin at gagantimpalaan Ko ito."*

Sinabi pa ng Sugo (spk) ni Allah: *"Ang sino man na mag-ayuno sa buwan ng Ramadan alang-alang kay Allah, patatawarin ang kanyang nagdaang mga kasalanan."*

*Sumakanya ang Pagpapala at ang kapayapaan

# SINO-SINO ANG DAPAT NA MAG-AYUNO

Ang pag-aayuno ay tungkulin ng bawat Muslim na nasa wastong gulang (BALIGH) at wastong pag-iisip (AA'QIL), lalaki man o babae. Itinuturing na ang isang Muslim ay nasa wastong gulang na kapag naganap ang alinman sa mga sumusunod:

1. Kapag naging labinlimang taong gulang na.
2. Kapag tinubuan na ng mga buhok sa maselang bahagi ng katawan.

3. Kapag nilabasan na sa panaginip **(wet dream)** o sa ano pa mang kadahilanan.

4. Kapag ang isang babae ay may buwanang dalaw na.

5. Kapag ang isang hindi Muslim ay pumasok sa Islam sa alin mang araw **(day-time)** ng buwan ng Ramadan, kailangang magsimula na siyang mag-ayuno sa oras ding iyon. Hindi na niya kailangang pag-ayunuhan pa ang mga nakalipas na araw at oras na hindi pa siya Muslim.

# ANG MGA PATAKARAN NG PAG-AAYUNO

Nagsisimula ang buwan ng RAMADAN kapag nakita na ang bagong buwan **(new moon)** o kapag natapos ang ikatatlumpung araw ng buwan ng SHA'BAN.*

Upang maging katanggap-tanggap at wasto ang pag-aayuno ng isang muslim, kinakailangang mayroon siyang hangarin o balak sa kanyang sarili na siya ay mag-aayuno. Ang hangarin o

* Ang ikawalong buwan sa kalendaryo ng Islam

balak na ito ay dapat isagawa bago sumapit ang madaling-araw ng unang araw ng buwan ng Ramadan. Nararapat din na malaman na ang bawat hangarin o balak ay isang pasiya na kailangang gawin sa bawat uri ng pagsamba.

Ang pag-aayuno ay nagsisimula sa madaling-araw hanggang sa paglubog ng araw. Kinakailangang mag-ayuno ang isang Muslim na may pananampalataya na ang pag-aayuno ay kautusan ni Allah at may paghahangad na makamit

ang gantimpalang buhat sa Kanya.

Nararapat din na ang lahat ng ginagawa niya sa buwang ito ay alang-alang kay Allah lamang. Gayundin, kinakailangang gampanan din niya ang lahat ng uri ng pagsamba sa buwang ito.

## ANG MGA PINAHIHINTULUTANG HUMINTO SA PAG-AAYUNO

1. Ang isang may-karamdaman na makasasama sa kanya ang pag-aayuno.

2. Ang babaeng may buwanang dalaw (regla), at ang babaeng dinudugo pa sanhi ng panganganak ay hindi pinahihintulutang mag-ayuno hanggang hindi tumigil ang pag-agos ng dugo.

3. Ang nagdadalang-tao at ang nagpapasuso ay maaaring huminto sa pag-aayuno kung

nangangamba sila na ang pag-aayuno ay talagang makasasama sa kanilang sarili o sa sanggol na kanilang dinadala o pinapasuso.

4. Ang naglalakbay ng 80 kilometro o higit pa hanggang hindi nakakauwi.

**Sa apat na nabangit sa itaas, kinakailangan na sila ay mag "QADAA" (Pag-aayuno para sa ibang mga araw na hindi napag-ayunuhan upang maging kumpleto ang bilang ng mga araw ng pag-aayuno).**

**Mas mainam na mag "QADAA" kaagad hanggang maaga at huwag nang patagalin**

**pa, subalit hindi naman kailangang sunod-sunod ang araw ng pag-aayuno.**

5. Ang sino man na walang kakayahang mag-ayuno sanhi ng katandaan o sanhi ng karamdaman na hindi na inaasahang gumaling pa ay maaaring huminto sa pag-aayuno, subalit kinakailangang siya ay magpakain (isang sapat na kainan) ng isang mahirap na muslim sa bawa't araw na hindi makapag-ayuno.

## ANG MGA NAKASISIRA SA PAG-AAYUNO

1. Ang pagkain at pag-inom nang sadya.
2. Ang pakikipagtalik sa araw habang nag-aayuno. ( Subalit ito naman ay pinahihintulutan sa gabi.)
3. Ang sadyang pagpapalabas ng punlay (**sperm cell**) sa ano mang paraan; gaya ng pagyakap o paghalik o ano pa mang dahilan. Subalit kung ang paglabas ng punlay (**sperm cell**) ay dahil sa isang panaginip (**wet dream**),

hindi ito makasisira sa pag-aayuno.

4. Ang paglabas ng dugo na sanhi ng buwanang dalaw at panganganak.

5 Ang pagsusuka nang sadya.

6 Ang paglanghap ng usok.

Ang mga nabanggit ay hindi makasisira sa pag-aayuno kung ang mga ito ay nagawa dahilan sa kawalang kaalaman o pagkalimot, o napilitan lamang dahil dinaan sa dahas.

# ANG MGA BAGAY NA HINDI MAKASISIRA SA PAG-AAYUNO

1. Ang pagpapasuri ng dugo.
2. Ang pagpapatak ng gamot sa mga mata at tainga.
3. Ang pagpapaturok **(injection)** na hindi nagsisilbing pamalit sa pagkain o pampigil o pang-alis ng gutom at uhaw.
4. Ang paggamit ng Siwak. (Datapwa't ay itinatagubilin pa ito.)
5. Ang paglunok ng laway.

*KAPATID SA ISLAM*, **Ang mga ito ang itinagubilin ng ating Propeta (spk) sa buwan ng Ramadan:**

1. Kumain ka ng SAHOOR.* Ang mas mainam ay kainin ito kapag malapit nang dumating ang FAJR (oras ng pagdarasal sa madaling araw). Subalit tiyakin na bago dumating ang oras na ito, kailangang tapos ka nang kumain.

* Pagkain bago dumating ang madaling araw

2. Mag IFTAR** ka. Gawin mo ito kaagad kapag natiyak mo na ang araw ay lumubog na nang lubusan at huwag na itong ipagpaliban pa.

3. Samantalahin mo ang paggawa ng maraming pagsamba, kabutihan, at pagbabasa ng Qur'an.

4. Bigkasin mo ang panalanging ito (Du'a) bago ka mag IFTAR: ***"ALLAAHUMMA LAKA SUMTU WA ALAA RIZQIKA AFTART."***

** Pagkain sa paglubog na paglubog ng araw upang itigil ang pag-aayuno

Ang kahulugan: "*O Allah, ako ay nag-aayuno lamang dahil sa Iyo at sa Iyong biyaya, aking ititigil ang aking pag-aayuno.*"

Ang sabi ng Propeta (spk): *"Ang isang taong nag-aayuno ay higit na dinidinig ang kanyang panalangin, sa sandali na ito'y kanyang itigil sa wastong oras."*

5. Ang sino man na magbigay ng pagkain o gumastos upang mayroong makakain para sa **IFTAR** ang nag-aayuno ay magtatamo ng gantimpala mula

kay Allah na katumbas sa matatamo ng nag-aayuno.

## MGA PAALALA

Ang mga sumusunod ay ilang mahahalagang puna hinggil sa mga ginagawa ng ilang mga tao sa buwan ng Ramadan.

1. Mapapansin na may mga taong kapag dumating ang buwan ng Ramadan ay nagbabalik-loob kay Allah; nagsa SALAH, nag-aayuno at gumagawa ng mga kabutihan. Subalit kapag natapos na ang buwan ng Ramadan, bumabalik na naman sila sa

dating gawain; gaya ng hindi pagsa SALAH, pagsuway sa mga alituntunin ng Islam, at iba pa. Tunay na sila ang pinakahamak na tao sapagkat nakikilala lamang nila si Allah sa buwan ng Ramadan. Hindi ba nila nalalaman na ang Panginoon ng mga buwan ay iisa, at ang pagsuway sa mga alituntunin ng Islam ay ipinagbabawal? Sila ay binabantayan ni Allah sa lahat ng pook at oras. Kaya ang sino man na gumagawa ng katulad nito, siya ay kinakailangang magsisi na kaagad at magbalik-loob kay Allah.

2. May mga taong nag-aayuno na tumitigil nga sa pag-inom, pagkain, at iba pang nakasisira sa pag-aayuno, subalit hindi naman nila itinitigil ang iba pang mga ipinagbabawal; tulad ng panlilibak, pagsisinungaling, pandaraya, pakikinig ng musika, at iba pa. Bakit pa mag-aayuno samantalang ipinagpapatuloy pa rin naman ang paggawa ng mga ipinagbabawal. Ang pag-aayuno ay hindi lamang paghinto sa pagkain, ito ay paghinto rin sa paggawa ng mga ipinagbabawal.

3. May mga taong sinasayang lamang ang kanilang oras sa

buwan ng Ramadan at hindi ito pinakikinabangan para gamitin sa pagsamba at paggawa ng mga kabutihan. Kinakalimutan nila na ang pagsamba at paggawa ng kabutihan sa buwang ito ay ginagantimpalaan ng maraming ulit kaysa pangkaraniwang buwan.

## ANG MGA KATANGIAN NG BUWAN NG RAMADAN

1. Ang Qur'an ay ipinahayag ni Allah kay Propeta Muhammad (spk) sa buwan na ito.

2. Ang LAYLATUL QADR, ang gabi na mas mainam pa kaysa isang libong buwan, ay nasa buwan ding ito. Ang gabing ito ay maaaring tumama sa isa sa sampung huling gabi ng Ramadan. Maaaring ito ay sa ika-21, o 23, o 25, o 27, o 29 ng buwang ito. Ang gantimpala ng mabuting gawain sa gabing ito ay katumbas ng mabuting gawain sa loob ng isang libong buwan o mahigit sa walumpu't tatlong taon. Kaya nararapat lamang na paramihin ang mga mabubuting gawain sa gabing ito.

3. Ang **Salatut Taraweeh** ay itinatagubilin na gawin sa buwan ding ito. Ang pagdarasal na ito ay binubuo ng labing isang Rak'ah o yunit. Ginagawa ito nang sama-sama **(Jamaa'ah)** sa Masjid, pagkatapos ng **Salatul Isha**.

4. Ang dakilang digmaan ng **BADR** ay naganap din sa buwang ito. Ito ang kauna-unahang digmaan ng mga Muslim at mga **Kafir** ( hindi sumasampalataya ) na taga-Makkah, na nagwakas sa pagwawagi ng mga Muslim. Ito rin ang kauna-unahang digmaan sa kasaysayan ng Islam.

5. Ang pagsakop sa Makkah ay naganap din sa buwang ito.

Yamang nalaman na natin na ang gantimpala sa mga mabubuting gawain sa buwang ito ng Ramadan ay pinararami ng maraming ulit, mga araw at gabi ng buwang ito sa pagpaparami pang lalo ng mga mabubuting gawain; gaya ng pagdarasal, pag-alaala kay Allah (Dhikr), pagbibigay ng kawanggawa (**charity**), pagbabasa ng Qur'an, panalangin (Du'a), at paghingi ng kapatawaran sa ating mga kasalanan (Istighfar).

Kinakailangan din na iwasan natin ang pagsuway at paglabag sa mga alituntunin ng Islam; gaya ng pagsasalita ng masama, panlilibak, paninirang-puri, panghahamak, at pakikinig sa mga ipinagbabawal, upang maging karapatdapat tayo sa kapatawaran ni Allah at sa kaligtasan mula sa impiyerno.

## PAG-AAYUNO SA BUWAN NG SHAWWAL

Ang sabi ng Propeta (spk): *"Ang sino man na mag-ayuno sa buwan ng Ramadan at mag-ayuno pa ng karagdagang anim na araw sa buwan ng Shawwal, para na rin siyang nag-ayuno ng buong taon."*

Kaya kapatid sa Islam, iyong sikapin na makapag-ayuno pa ng karagdagang anim na araw sa buwan ng Shawwal ( ang buwan na kasunod ng Ramadan ) upang ikaw ay lalo pang magkamit ng

karagdagang gantimpala mula kay Allah at upang ikaw ay para na ring nag-ayuno ng isang buong taon. Dapat din na iyong malaman na hindi kailangan na ang karagdagang anim na araw ng pag-aayuno ay sunod-sunod. Kung mayroong mga araw sa Ramadan na hindi ka nakapag-ayuno, ang mga iyon ang dapat na unahin mong pag-ayunuhan at pagkatapos ay isunod ang karagdagang anim na araw ng pag-aayuno.

## ZAKATUL-FITR

Ang pagbibigay ng **Zakatul-Fitr** ay tungkulin ng bawat muslim; bata man o matanda, lalaki man o babae. Ang walang kakayahang magbigay o umaasa lamang sa iba **(dependent)**, ang kanyang ama o ang kanyang inaasahan sa buhay, ang siyang magbibigay ng **Zakatul-Fitr** alang-alang sa kanya. Ang **Zakatul-Fitr** ay para lamang sa mga mahihirap. Makabubuting ibigay ito, dalawa o isang araw bago sumapit ang **Eidul-Fitr**. At ang kahulihulihang sandali ng

pagbibigay nito ay bago magsimula ang **Salah** ng **Eidul-Fitr**. Hindi maaaring ibigay ito pagkatapos ng **Salah** ng **Eidul-Fitr**. Ang **Zakatul-Fitr** ay kailangang isang **Saa'** (3 kilo) ng bigas o mais at hindi puwedeng ang ibibigay ay pera na katumbas ng halaga ng bigas o mais.

وصلى الله على محمد وآله وصحبه وسلم

## محتوى الكتاب

- فضائل الصيام
- أحكام الصيام
- مفسدات الصوم
- الأشياء التي لا تفسد الصوم
- تنبيهات
- الصوم في شهر شوال
- أحكام زكاة الفطر

## MGA NILALAMAN NG AKLAT

- Kahigtan ng Pag-aayuno
- Mga Alituntunin ng Pag-aayuno
- Ang mga Nakasisira sa Pag-aayuno
- Mga bagay na hindi Makasisira sa Pag-aayuno
- Mga Paalaala
- Ang Pag-aayuno sa Buwan ng Shawwal
- Alituntunin ng Zakatul Fitr

المكتب التعاوني للدعوة بالروضة